The Islamic Education Foundation
Al Hamra, Balad & Cornish

# Ang Buod Ng Tatlong Alituntunin Ng Islam

Isinulat Ni:
Sheikh Abdulaziz Bin Muhammad Al Shithry
Isinalin Sa Wikang Pilipino Nina:
Abdul Haq Javier At Issa Mapuyan

r more information contact: I.E.F. Al Hamra P. O. Box: 11203 Jeddah 21453 Kingdom of Saudi Arabia
l: +966 2 6656994 Fax: +966 2 6632478 Website: www.islamic-ef.org Email: info@islamic-ef.org

# Ang Buod Ng
# Tatlong Alituntunin Ng Islam

**Isinulat Ni :**

**Shaikh Abdulaziz Bin Muhammad Al-Shithry**

**Inihanda Nila :**

**Abdul Haq Javier At Issa Mapuyan**

**Isinalin At Inihanda Ng**

**The Cooperative Office For Call & Guidance In North Riyadh**

**Tel : 4565555 - 4542222, Fax : 4564829**

**P.O.Box : 87913, Riyadh 11652**

**Kingdom Of Saudi Arabia**

**SA NGALAN NG ALLAH, ANG MAPAGPALA, ANG MAHABAGIN**

# ALITUNTUNIN NG ISLAM

## ﴿BUOD﴾

Si Sheikh Mohammad Bin Abdul Wahab sa kanyang aklat na 'Ang Tatlong Pangunahing Alituntunin': tinalakay upang ang tatlong pangunahing bagay ay malaman ng bawat muslim na babae at lalaki. Ang alituntuning ito ay ang mga ss:

1. Ang sinuman ay dapat na makilala ang kanyang Panginoon.
2. Dapat niyang maintindihan ang kanyang Relihiyon.
3. Dapat niyang makilala ang kanyang Propetang si Mohammad(sumakanya nawa ang kapayapaan).

# Ang Unang Batayan: Ang Pagkilala sa ating Panginoon

**Kung ikaw ay tanungin:** Sino ang Panginoon?

**Sabihin:** Ang aking Panginoon ay ang Allah na siyang tumutustos at nag-aaruga sa akin at sa buong sangsinakupan ng kanyang kasaganahan. Siya ang aking sinasambang Diyos, wala akong ibang Diyos maliban sa Allah.

**Kung ikaw ay tanungin:** Ano ang patotoo nito?

**Sabihin:** Ang Allah ay nagwika:

﴿ الحمد لله رب العالمين ﴾

"Ang lahat ng pagpupuri ay sa Allah lamang. Ang panginoon ng mga daigdig." (Banal na Qura'n 1:2 Al-Fatiha)

**Purihin ang Allah. Ang lahat ng bagay na nilikha ng Allah ay isang sanlibutan at ako ay kabilang sa isa sa kanyang sanlibutan.**

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Papaano mo makikilala ang iyong Panginoon?**

***Sabihin:*** **Makikilala ko Siya sa pamamagitan ng kanyang mga palatandaan at mga nilikha. Ang gabi, ang umaga, ang araw, ang buwan, ang kalangitan at sangkalupaan.**

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Ano ang layunin ng Allah kung bakit ka nilikha?**

***Sabihin:*** **Nilikha ako ng Allah upang Siya lamang ang sambahin. Ito ay pinatunayan ng kanyang salita:**

﴿ وما خلقت الجن والإنس إلا ليعبدون ﴾

**"Nilikha ko ang mga Jinn at mga Tao upang pagsilbihan at sambahin**

**ako." (Banal na Qura'n 51:56 Az-Zariyat)**

**Ang kahulugan ng pagsamba, ay ang pagsamba lamang sa Kanya. Ang pagpuri at pagkilala sa iisang Diyos ay Monoteismo o 'Tawheed'. Ito ang pinakamahalagang kautusan ng Allah sa tao. Kung kaya't ang pinaka-mabigat na kasalanan ay ang pagbibigay ng kaakibat sa pagsamba at pagkilala sa Allah o 'Shirk'. Ito ay pinatunayan ng kanyang salita:**

﴿ واعبدوا الله ولا تشركوا به شيئاً ﴾

**"Sambahin ang Allah at huwag maglagay ng anumang kaakibat sa kanya." (Banal na Qura'n 4:36 al maaedah)**

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Ano ang pangunahing bagay na ginawang tungkulin para sa iyo ng Allah?**

**Sabihin:** Umiwas sa anumang bagay na sinasamba at sinusunod maliban sa Allah at sa kanya lamang maniwala. Ito ay pinatunayan ng Kanyang salita:

﴿ لا إكراه في الدين قد تبين الرشد من الغي فمن يكفر بالطاغوت ويؤمن با لله فقد استمسك بالعروة الوثقى لا انفصام لها وا لله سميع عليم ﴾

"Sinuman ang umiwas sa pagsamba sa lahat ng bagay maliban sa Allah at maniwala sa Kanya ay nagkaroon ng pinaka matibay na mapang hahawakan at kailanman ay di ito mapapapasubalian." (Banal na Qura'n 2:256)

Ang pinakamatibay na mapang-hahawakan ay ang maniwala at magpatotoo na walang ibang dapat sambahin maliban sa Allah.

# Ang Pangalawang Batayan: Ang Pagkilala Sa Ating Relihiyon

**Kung ikaw ay tanungin:** Ano ang iyong relihiyon?

**Sabihin:** Ang aking relihiyon ay ISLAM. Ang lubos na pagsuko sa Allah sa pamamagitan ng pagsamba at pagtalima lamang sa Kanya, habang iwinawaksi at itinatakwil ang anumang gawa ng politismo (o pagsamba sa maraming Diyos) at sa sinumang kasangguni nito.

Ang ISLAM ay may tatlong antas: Islam, Iman at Ehsan

A. ISLAM- ito ay may limang bahagi:

1. Ang pagpapatunay na walang ibang Diyos sa katotohanan maliban sa Allah at si Mohammad (sumakanya nawa ang kapayapaan) ay sugo ng Allah.

2. Pagsasagawa ng dasal (Salaah).
3. Pagbabayad ng kawanggawa (Zakat).
4. Ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadan (Sawm).
5. Ang pagsasagawa ng paglalakbay sa Banal na Ka'aba sa Makka kung may kakayahan (Hajj).

B. IMAN- Ito ay may anim na paniniwala:

1. Ang paniniwala sa Allah.
2. Ang paniniwala sa anghel.
3. Ang paniniwala sa Kanyang Banal na Aklat.
4. Ang paniniwala sa Kanyang mga Sugo.
5. Ang paniniwala sa Huling Araw.
6. Ang paniniwala sa Banal na Kautusan ng Allah at sa mga nakatakdang pangyayari, mabuti man o masama.

K. EHSAN- Ito ay mayroong isang haligi: Ang pagsamba sa Allah, na animoy nakikita mo Siya, datapwat sa katotohana'y Siyang tumatanaw sa iyo.

Ang Allah na siyang makapangyarihan ay nagwika:

﴿ إن ا لله مع الذين اتقوا والذين هم محسنون ﴾

"Ang Allah ay nasa panig ng mga nagpipigil sa sarili at sa mga taong tapat at mabuti." (Banal na Qura'n, 16:128)

*Kung ikaw ay tanungin:* Ano ang pangunahing katungkulan sa relihiyong ISLAM?

*Sabihin:* Dalawang bagay:

1. Sambahin lamang ang ALLAH.
2. Sambahin ang Allah ayon sa kanyang kautusan na ipinahayag sa Banal na Qura'n at Sunnah, kaya di

**kami maaaring sumamba sa Kanya sa pamamagitan ng pagbabago o Bid'a. Ang sugo ng Allah ay nagsabi:**

**من عمل عملاً ليس عليه أمرنا فهو رد"، رواه مسلم**

**"Sinuman ang nagsasagawa ng anumang bagay na walang mga kapahintulutang ibinigay sa akin, ito ay hindi maaaring tanggapin."**

# Ang Pangatlong Batayan: Pagkilala sa Ating mga Propeta

***Kung ikaw ay tanungnin:*** Sino ang iyong Propeta?

***Sabihin:*** Siya ay si Mohammad (sumakan-ya nawa ang kapayapaan). Siya ay anak ni Abdullah na anak ni Abdul Mutalib na anak ni Hashim na tubong Quraish, isang tribong Arabo. Ang mga Arabo ay nagmula sa lahi ni Ismael na anak ni Abra-ham. (sumakanila nawa ang kapaya-paan). Siya'y ipinanganak sa Makkah. Sa gulang na apat-napu, siya ay hinirang ng Allah bilang huling Propeta. Nangibang bayan siya patu-ngo sa Medina sa gulang na limampu't-tatlo. At ng makalipas ang sampung taon, sa gulang na

**anim-napu't-tatlo siya ay pumanaw. Ang Relihiyon na walang hanggan ay nilubos ng Allah sa kanya at di siya nag-iwan ng isang mabuting gawa na walang patnubay na ibinigay sa kanyang mga tagasunod (Ummah): ni hindi siya nag-iwan ng isang masamang bagay ng walang babala ang kanyang mga Ummah laban dito. Sumakanya nawa ang kapayapaan at pagpala ng Allah at lahat ng mga Propeta.**

## Ang HIGRA O Pangingibang-Bayan:

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Ano ang mangibang-bayan?**

***Sabihin:*** **Ito ang paglipat mula sa lupain ng politismo (sumasamba sa mga**

Diyos-Diyosan) papunta sa lupain ng Islam.

**Kung ikaw ay tanungin:** Ano ang alituntunin ng pangingibang-bayan?

**Sabihin:** Ito ay isang itinakdang tungkulin na iniatas sa mga Muslim na nagkataong nasa lupain ng mga politismo (sumasamba sa mga Diyos-Diyosan) upang mangibang-bayan patungo sa lupain ng Islam. Ang alituntuning ito ay mabisa hanggang sa huling araw, sa katapusan ng mundo.

## Ang Muling Pagkabuhay:

**Kung ikaw ay tanungin:** Ang tao ba ay bubuhaying muli matapos na mamatay at itinuturing bang isang walang pananampalataya ang di maniwala sa muling pagkabuhay?

**Sabihin:** Oo, ang patotoo nito ay salita ng Allah:

﴿ زعم الذين كفروا أن لن يُبعثوا قل بلى وربي لتبعثنّ ثم لتنبؤُنّ بما عملتم وذلك على الله يسير ﴾

"Ang mga hindi naniniwala na nagiisip na sila ay hindi-ibabangong muli (para hatulan). Sabihin: Oo, Isinusumpa ko sa aking Panginoon, na kayo'y tiyak na ibabangong muli at kayo'y ihaharap sa katotohanan ng lahat ng inyong ginawa, at ito ay madali para sa Allah. (Banal na Qura'n, 64:7)

## Ang Pagdarasal (Salaah):

Tandaan na ang pinakamahalagang tungkulin na iniatas sa mga Muslim matapos ang pagsaksi sa pananampalataya ay ang pagdara-

sal. Ito ay may mga mahalagang bahagi; pangunahing tungkulin at mga gawain.

***Kung ikaw ay tanungin:*** Ano ang mga bagay na kinapapalooban ng Pagdarasal?

***Sabihin:*** Siyam na mga bagay:

1. Ang Islam, ang iyong sarili, pagiging Muslim;
2. Matino ang pag-iisip, kung kaya ang isang baliw na tao ay di nararapat na magdasal;
3. Nasa hustong gulang, kung kaya ang pagdarasal ay di kina-kailangang gawin ng isang bata bago sumapit sa hustong gulang;
4. Gawing dalisay ang sarili mula sa maliit o malaking karumihan sa pagsasagawa ng paghuhugas (Wudu)

o lubusang pagligo (Al-Ghusl) ng buong katawan;

5. Dalisayin ang sariling kasuutan at ang lugar na pagdarasalan mula sa anumang karumihan sa pamamagitan ng paglilinis nito ng tubig;
6. Simulan sa tamang oras ang pagdarasal;
7. Takpan ang maseselang bahagi ng katawan;
8. Pagharap sa Quibla (direksiyon patungong Ka'aba sa Makkah);
9. Ang pansariling intensiyon o hangarin.

***Kung ikaw ay tanungin:*** Ano ang mga gawaing kinakailangan sa Al-Wudhu (paghugas ng ilang bahagi ng katawan)?

***Sabihin:*** Mayroong anim:

1. **Paghuhugas ng mukha (maghilamos) kasama na pati paglilinis ng bibig (magmumog) at pagsinghot ng tubig sa ilong at pagsinga nito;**
2. **Paghuhugas ng bisig hanggang siko;**
3. **Paghaplos ng basang kamay sa ulo ng lubusan, kasama ang mga tainga;**
4. **Paghuhugas ng paa hanggang sa sakong;**
5. **Sundin sa pagkakasunod-sunod ang nabanggit na kautusan;**
6. **Tapusin sa pagkakasunod-sunod, hugasan ang bawat bahagi matapos gampanan ang iba ng di na kinakailangang antalahin.**

**Kung ikaw ay tanungin:** Ano ang mga **bagay na nagpapawalang bisa sa Al-Wudhu (paghuhugas ng ilan bahagi ng katawan)?**

**Sabihin:** Ito ay ang mga sumusunod:

1. Ang paglabas ng anumang bagay sa maselang bahagi ng katawan ng isang lalaki o babae;
2. Ano mang uri ng maruming bagay, tulad ng dugo na lumalabas mula sa alin mang bahagi na katawan;
3. Pagkawala ng malay;
4. Paghipo sa maselang bahagi ng katawan ng walang saplot;
5. Paghipo sa isang babae ng may pagnanasa;
6. Pagkain ng karne ng kamelyo;
7. Paghuhugas ng isang bangkay;
8. Lubusang pagtalikod o paglisan sa relihiyong Islam, (Iligtas nawa tayo at ipagtanggol ng Allah sa maling gawain).

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Anu-ano ang mga itinakdang pangangailangan sa pagdarasal (Salaah)?**

**Sabihin:** Mayroong labing-tatlo:

1. Pagtayo ng matuwid kung maaari;
2. Pagbigkas ng 'Allahu Akbar' (ang Allah ay Dakila) sa simula;
3. Pag-usal ng Surah Al-Fatiha (unang kabanata ng Banal na Qura'n);
4. 'Ruku' ang pagyuko;
5. Pagtayo matapos ang pagyuko;
6. Pagpatirapa sa walong bahagi ng katawan: dalawang paa, dalawang tuhod, dalawang kamay, ilong at noo;
7. Umupong malumanay at ganap sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa;
8. Maging malumanay sa lahat ng nabanggit na mga gawain;
9. Sundin ng sunod-sunod ang ipinag-uutos;

10. **Pag-upo para sa pagbigkas ng Tashahud sa katapusan ng pagdarasal;**
11. **Pagbigkas ng Tashahud sa kahuli-hulihang pag-upo;**
12. **Pagdarasal para sa Propeta (sumakanya nawa ang kapayapaan), sa kahuli-hulihang pag-upo;**
13. **Wakasan ang pagdarasal sa pagbigkas nang: "As salamu Alikum Wa Rahmatullah," (Sumainyo nawa ang kapayapaan at pagpapala ng Allah).**

***Kung ikaw ay tanungin:*** **Anu-ano ang mga itinakdang tungkulin sa pagdarasal?**

***Sabihin:*** **Mayroong pito.**

1. **Bigkasin ang Takbir, sabihin: 'Allahu Akbar' (ang Allah ay Dakila) sa takdang kilos at galaw;**

2. **Bigkasin ang "Subhana Rabbial Azeem" (kaluwalhatian sa aking Dakilang Panginoon) habang nakayuko;**
3. **Bigkasin ang "Sami Allahu Liman Hamidah" (dinidinig ng Allah ang sinumang nagbibigay ng pagpupuri sa Kanya) sa pagtayo mula sa pagkakayuko maging siya man ay namumuno (Imam) tagasunod o nagdarasal na mag-isa;**
4. **Bigkasin ang "Rabbana wa lakal Hamd" (Panginóon namin, ang pagpupuri ay sa Iyo lamang) habang nakatayo, matapos ang pagyuko, maging siya man ang namumuno (Imam), tagasunod o nagdarasal na mag-isa;**
5. **Bigkasin ang: "Subhana Rabbial A'ala" (kaluwalhatian sa aking**

**Panginoon, ang Kataas-taasan) habang nakatirapa;**

6. **Bigkasin ang "Rabifirlee Warham-nee" (O Panginoon patawarin mo ako) sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa;**
7. **Pag-upo para sa unang Tashahud, matapos ang dalawang rakah at bigkasin ang Tashahud habang nakaupo.**

**Ang Allah ay higit na nakaka-alam. Nawa'y ang kapayapaan at pagpapala ng Allah ay mapasa kanyang Propetang si Mohammad, sa kanyang pamilya at sa kanyang tagasunod.**

# مختصر ثلاثة الأصول

للعلامة الشيخ/
عبد العزيز بن محمد الشثري

ترجمه إلى الفلبينية:
عبد الحق جافير وعيسى مابوان
شعبة الإعداد والترجمة

المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات
بالحمراء والكورنيش ووسط جدة
بإشراف : وزارة الشؤون الإسلامية والأوقاف والدعوة والإرشاد

# مختصر ثلاثة الأصول

للعلامة الشيخ/ عبد العزيز بن محمد الشثري
ترجمة إلى الفلبينية: عبد الحق جافير و عيسى مابوان

(باللغة الفلبينية)

هاتف : ٩٦٦٢٦٦٥٦٩٩٤+ فاكس : ٩٦٦٢٦٦٣٢٤٧٨+ ص.ب ١١٢٠٣ جدة ٢١٤٥٣
حساب المكتب في شركة الراجحي المصرفية للإستثمار - فرع طريق المدينة : ٢٢٣/١٠٠٠/٨

مطبعة دار طيبة - الرياض - ت: ٤٢٨٣٨٤٠